**Filipino: Wika ng Pambansang Kaunlaran**
Taunang Ulat ng Komisyon sa Wikang Filipino



Inilathala ng




KOMISYON SA WIKANG FILIPINO
Gusaling Watson, 1610 Daang JP Laurel
1005 San Miguel, Maynila
Tel. 02-733-7260 • 02-736-2525
Email: komfil@kwf.gov.ph
Website: www.kwf.gov.ph

# Nilalaman

# Pambungad

Sumikad ang Komisyon sa Wikang Filipino noong 2015, at ipinamalas ng nasabing ahensiya ang sigasig sa paghahatid ng mga makabuluhang serbisyo publiko.

Pinaghusay ng KWF ang paglalathala ng mga panitikang sumasaklaw, hindi lámang sa nasusulat sa Filipino, bagkus maging sa mga katutubong wika. Kabílang sa nasabing mga panitikan ang pambihirang koleksiyon ng mga kuwento, tula, at dula, bukod sa klasikong hanay ng mga nobelang de-kalibre at pandaigdig.

Masinop naman ang pagsasagawa ng mga pagsasanay, forum, kumperensiya, at iba pang pagtitipon, at pangunahing layon ng KWF ay maabot ang ibá't ibáng pamahalaang lokal, ahensiya ng gobyerno, at paaralang uhaw sa karunungan o kaalamang may kaugnayan sa pagsulat at paggamit ng Filipino. Tampok sa mga gawain ang gaya ng programang Uswag: Dangal ng Filipino at Seminar sa Korespondensiya Opisyal.

Hindi nagpabaya ang KWF sa patuloy na pangangampanya para palaganapin, at kasangkapanin, ang wikang Filipino sa pagtuturò ng iba't ibang disiplina, at maihahalimbawa ang mainit na pagtanggap ng mga delegado sa Forum sa Antas Tersiyarya.

Ang mga saliksik ng KWF ay gumugulong nang tahimik ngunit tiyak, at magsisilbing panulukang bato ang Mapa ng mga Wika ng Filipinas at Atlas ng mga Wika ng Filipinas hinggil sa pag-aaral ng mga katutubong wika ng bansa.

Aktibo ang buong Kalupunan ng mga Komisyoner sa pagbalangkas ng mga makabuluhang patakarang pangwika, at ang mga kapasiyahan nito ay mabilis na ipinararating sa mga kinauukulang ahensiya, gaya ng Kagawaran ng Edukasyon at Komisyon sa Lalong Mataas na Edukasyon, para sa maagap na pagdalo.

Higit sa lahat, marunong makinig ang KWF. Nililikom nitó ang mga puna, mungkahi, at iba pang kaisipang nagmula sa publiko upang gamitin para higit na pahusayin ang pagsasakatuparan ng mga proyekto nitó. Ang ganitong hakbang ay patunay ng transparent ng ugnayan sa lahat ng mamamayan, alinsunod sa itinatadhana ng Konstitusyong 1987 na hikayating lumahok ang bayan sa mga gawaing pampamahalaan.

Ilan lámang iyan sa mga tagumpay ng KWF, sa kabila ng limitadong pondo nitó, at dapat ipagpasalamat sa pagsisikap ng mga kawani nitóng pagyamanin ang wikang Filipino at mga katutubong wika tungo sa internasyonal na nibel.

**ROBERTO T. AÑONUEVO**
Direktor Heneral




# KWF sa Isang Sulyap

## BISYON

Filipino: Wika ng Dangal at Kaunlaran

## MISYON

Itaguyod ang patuloy na pag-unlad at paggamit ng Filipino bilang wikang pambansa habang pinangangalagaan ang mga wikang katutubo ng Filipinas tungo sa pagkakaunawaan, pagkakaisa, at kaunlaran ng sambayanang Filipino.

## MANDATO

Ang Komisyon sa Wikang Filipino ay nilikha upang magsagawa, mag-ugnay at magtaguyod ng mga pananaliksik para sa pagpapaunlad, pagpapalaganap, at preserbasyon ng Filipino at ng iba pang wika ng Filipinas.

## ADHIKA 1
## Pagpapalaganap at Pagpapaunlad ng Wikang Filipino

Maiangat ang antas ng kahusayan sa paggamit ng wikang Filipino sa ibá't ibáng larang ng karunungan at sektor ng lipunan

---

## ADHIKA 2
## Networking at Linkages

Mapalawak at mapatibay ang pakikipag-ugnayan sa ibá't ibáng ahensiya ng pamahalaan, mga organisasyong pribado, at mga sektor ng lipunan para sa pagpapalaganap ng wikang Filipino.

---

## ADHIKA 3
## Pagpapataas ng Serbisyong Panloob/Institusyonal

Magtatag ng mga mekanismo para sa pagsasaayos ng organisasyon at panloob na pamamahala ng KWF.

---

## ADHIKA 4
## Saliksik at Patakarang Pangwika

Magbuo ng patakarang pangwika batay sa malalim at malawak na pananaliksik pangwika at dokumentasyon ng mga katutubong wika sa bansa.

# Mga Tampok na Nagawa

## BUWAN NG PANITIKAN NG FILIPINAS

Pinagtibay noong 10 Pebrero 2015 ang Proklamasyon blg. 968 na siyang nagdedeklara sa Abril bílang Buwan ng Panitikan ng Filipinas. Itinalaga sa pamamagitan ng proklamasyong ito ang Komisyon sa Wikang Filipino at Pambansang Komisyon para sa Kultura at mga Sining (NCCA) na manguna sa paghahanda, pangangasiwa, at pagsasagawa ng mga aktibidad kaugnay ng pagdiriwang.





## TERTULYA SA PANITIKAN

Pagtitipon tuwing Lunes ng Abril ng mga manunulat, guro, mag-aaral, at ibá pang nagtataguyod ng panitikang Filipino upang pag-usapan ang estado ng panitikan at malikhaing pagsulat sa Filipinas. Itinampok sa apat na Tertulya sa Panitikan ang ibá't ibáng hinirang na Makata ng Taon.

## LAKBAY-PANITIK: PAGGUNITA SA KAMATAYAN NI EMILIO JACINTO

Ipinagdiwang noong Abril 16 ang paggunita sa ika-116 anibersaryo ng kamatayan ni Emilio Jacinto, ang "Utak ng Himagsikan," sa pakikipagtulungan ng Linangan sa Imahen, Retorika, at Anyo (LIRA) at lokal na pamahalaan ng Majayjay, Laguna sa pamumuno ni Alkalde Victorino Rodillas. Nagdaos ng maikling programa na kinatampukan ng pagbasa ni Christian Ray Pilares, Makata ng Taon 2015, ng "Pingkian" at ng "Mga Aral ng Katipunan ng mga Anak ng Bayan."










# PAMBANSANG KAMPO BALAGTAS

Itinampok sa taunang pagdiriwang ng Araw ni Balagtas ang mga kabataan ng Gitnang Luzon. Sa pamamagitan ng Kampo Balagtas na idinaos sa Mababang Paaralan ng Orion, Orion, Bataan noong 30–31 Marso, ipinakilala sa mahigit 550 mag-aaral edad 12–15 ang mga paraan para makaligtas sa panganib at ibá't ibáng uri ng panitikan at sining.

Magkatuwang na itinaguyod ng KWF, Pamahalaang Panlalawigan ng Bataan, Pamahalaang Pambayan ng Orion, Mababang Paaralan ng Orion, at Pambansang Komisyon para sa Wika at mga Sining ang Kampo Balagtas 2015.

Opisyal nang iniluklok ang monumento ni Balagtas sa kaniyang pedestal sa Brgy. Wawa, Orion, Bataan noong 28 Marso 2015 sa pangunguna nina Julie Lluch na kilalang eskultor at Antonio L. Raymundo na alkalde ng Orion, Bataan.





## HARDIN NI BALAGTAS

Isang makasaysayang pagdiriwang ng Araw ni Balagtas ang isinagawa sa Brgy. Wawa, Orion, Bataan dahil sa pagpapasinaya sa Hardin at Monumento ni Balagtas na likha at disenyo ni Julie Lluch.

Pinangunahan ng NCCA, KWF, at lokal na pamahalaan ng Orion, Bataan ang pagpapasinaya sa Hardin ni Balagtas.








# PAMBANSANG KONGRESO SA PAGPAPLANONG WIKA

Matapos ang mahigit 70 taon, pinangunahang muli ng KWF ang pagsasagawa ng Pambansang Kongreso sa Pagpaplanong Wika sa Sison Auditorium, Capitol Complex, Lingayen, Pangasinan noong 5–7 Agosto. Dinaluhan ng mahigit isang libong guro, kawani ng pamahalaan, at mga estudyante mula sa ibá't ibáng rehiyon ang nasabing seminar.

Naging resulta ng mga panayam at talakayan ang mga kapasiyahan ng mga delegado hinggil sa paggawa ng programadong hakbang sa pagsasalin ng mga akdang pampanitikan at ibá pang teksto para sa mga guro, paggawa ng programadong hakbang sa pagsasanay ng mga guro sa Filipino, at pagrekomenda sa paggawa ng mga hakbang sa pangangalaga ng mga katutubong wika.

Kabílang sa mga tampok na paksa ang pagtuturò ng wikang Filipino bilang pangalawang wika na naging panayam ni Prop. Ruth Elynia Mabanglo ng University of Hawaii. Idiniin sa kaniyang panayam ang likás na pagkabilingguwal ng mga Filipino at kakayahang matuto ng maraming wika. Ipinahayag din sa panayam ang holistikong pagtingin sa programang pangwika sa edukasyon na nakatuon sa mga wikang katutubo at ang pagdulog sa pagtuturo ng wikang Filipino sa batayang edukasyon bunga nitó.







Ipinaalala ni Dr. Jimmy Fong, Komisyoner ng KWF para sa mga Wika ng Kahilagaang Pamayanang Kultural, ang importansiya ng wastong pagbigkas ng "e" at "i" at "o" at "u" para sa mithing pagtulay (*bridging*) mula mother tongue tungo sa Filipino.





Inilunsad ng KWF sa SMX Mall of Asia noong 16 Setyembre 2015 ang mga salin ng klasikong *Ang Metamorposis* ni Franz Kafka sa salin ng makata't propesor Joselito Delos Reyes at ng koleksiyon ng mga piling tula na *Sa Praga* ng makatang Czech at Nobel Prize para sa Literatura Jaroslav Seifert sa patnugot ng mga makatang Giancarlo Lauro Abrahan at Roberto T. Añonuevo. Kasáma sa paglulunsad ang Embahada ng Germany, Embahada ng Singapore, at Embahada ng España.



# PROGRAMANG PALÍTANG SALIN

Inilunsad ang Programang Palítang Salin (Translation Exchange Program) ng KWF noong 2015. Ang PPS ang panibagong estratehiya ng KWF upang mapalawak at mapalakas ang industriya ng pagsasalin sa Filipinas. Layunin nitóng makipagtulungan sa mga embahada o institusyong pangkultura ng mga bansa upang maipakilala ang mahuhusay na panitikan ng Filipinas at maisalin ito sa ibá't ibáng wika ng daigdig. Gayundin, layunin ng programang ito na isalin sa Filipino ang ipinagmamalaking panitikan ng ibáng bansa.

Unang tumugon sa programang ito ang Embahada ng Czech. Ipinakilala sa wikang Czech ang mga tula at kuwento ng mga kilaláng manunulat na Filipino na sina Rio Alma, Nick Joaquin, at F. Sionil Jose. Isinalin naman sa Filipino ang mga pilÎng tula ng Nobel Laureate na si Jaroslav Seifert.







## LUNGGATI SA ISANG PAMBANSANG PROGRAMA SA PAGSASALIN

Malaki ang gampanin ng pagsasalin sa pagyakap ng isang bansa sa kaalamang pandaigdig at sa pagbubukás ng isip ng mamamayan nitó. Sentral na usapin sa Pambansang Adyenda sa Salin ng KWF ang pangangailangan ng malawakang suporta ng pamahalaan sa larang na ito, lalo na sapagkat ang pagsasalin ang siyáng magiging tulay upang epektibong maiparating ang serbisyo ng pamahalaan sa mga Filipino.

Bílang natatanging ahensiyang pangwika at pagsunod sa mandato nitó hinggil sa pagsasalin, sinimulan ng Komisyon sa Wikang Filipino sa ilalim ng proyekto nitóng Aklat ng Bayan ang pagsasalin ng mga klasikong akda ng daigdig, mga bokabularyo at gramatika na nakasulat sa banyagang wika, panitikan mula sa ibá't ibáng rehiyon, at mga saliksik sa larangan ng agham, agham panlipunan, at katulad.




Eskala : 1:4,200,000

0 35 70 140 210 280 Kilometro







120°0'0"E 125°0'0"E

15°0'0"N 10°0'0"N 5°0'0"N

*DAGAT KANLURANG FILIPINAS*

*DAGAT FILIPINAS*

DAGAT SULU

Ilocos Norte, Apayao, Cagayan, Abra, Kalinga, Ilocos Sur, Mountain Province, Isabela, Ifugao, La Union, Benguet, Nueva Vizcaya, Quirino, Pangasinan, Aurora, Nueva Ecija, Tarlac, Zambales, Pampanga, Bulacan, Bataan, Rizal, Pambansang Punong Rehiyon, Cavite, Laguna, Quezon, Batangas, Camarines Norte, Camarines Sur, Catanduanes, Albay, Marinduque, Oriental Mindoro, Occidental Mindoro, Sorsogon, Romblon, Masbate, Hilagang Samar, Samar, Silangang Samar, Aklan, Capiz, Biliran, Antique, Iloilo, Leyte, Guimaras, Cebu, Timog Leyte, Negros Occidental, Mga Islang Dinagat, Bohol, Palawan, Negros Oriental, Surigao del Norte, Siquijor, Camiguin, Surigao del Sur, Agusan del Norte, Misamis Oriental, Misamis Occidental, Agusan del Sur, Zamboanga del Norte, Lanao del Norte, Bukidnon, Zamboanga Sibugay, Zamboanga del Sur, Lanao del Sur, Davao del Norte, Compostela Valley, Davao Oriental, Cotabato, Maguindanao, Davao del Sur, Sultan Kudarat, Basilan, Timog Cotabato, Davao Occidental, Sulu, Sarangani, Tawi-Tawi

LUZON

VISAYAS

5- Aklanon
29- Filipino
35- Hamtikanon
38- Hiligaynon
44- Inabaknón
48- Inatá
49- Inete
60- Kabali-anon
65- Kaluyanon
70- Karolanos
73- Kinaray-a
79- Malaynón
98- Minagahát
106- Porohanon
112- Sebwano
12b - Binisayáng Siquijor
12c - Binukanong Binisayâ
12d - Katimugang Leyte Binisayâ
12f - Negrensing Binisayâ
128- Waráy

MINDANAO

17- Bahása Súg
22- Binukid
23- Blaan
27- Butu-anon
28- Chabacano
29- Filipino
37- Higa-onon
51- Iranun
59- Jama Mapún
62- Kalagán
66- Kamayó
74- Klata
75- Kolibugan
77- Magindanawon
80- Mamanwá
81- Mandayá
81a - Mandayá Catelano
81b - Mandayá Karaga
83- Manobo Agusan
83a - Raha Kabunsuwán
84- Manobo Aromanën
85- Manobo Ata
86- Manobo Dibabawón
87- Manobo Dulángan
88- Manobo Ilyanen
89- Manobo Kalamansíg
90- Manobo Kinamigín
91- Manobo Matigsálug
92- Manobo Saranggáni
93- Manobo Tigwahánon
94- Mansaka
96- Mënuvú Ubo
97- Mëranáw
99- Minenuvú
109- Sama
109a - Sama Banginqí
109b - Sama Pangutaran
109c - Sama Sentral
109d - Siamál
109e - Sinamá
111- Sángiré
112- Sebwano
112a - Binisayáng Mindanáw

MINDANAO

114- Sinubanën
114a - Sinubanën Ginselugnén
114b - Sinubanën Lapuyan
114c - Sinubanën Sindangan
114d - Sinubanën Siocon
114e- Sinubanën Tuboy-Salog
115- Surigawnón
117- Tagabáwa
119- Tagaka-uló
123- Tëduráy
125- Tiboli
126- Tinalaandíg
127- Umayamnón
129- Yakan

# MAPA NG MGA WIKA NG FILIPINAS

Naisakatuparan ng KWF ang proyektong Linguistic Atlas at naimapa ang 130 katutubong wika sa Filipinas.

Matapos ang mahigit dalawang taóng saliksik, pangangalap ng mga datos, at balidasyon ng mga wikang umiiral sa buong Filipinas, naitala ng KWF ang 130 katutubong wika sa Filipinas, at 19 wika sa mga ito ang may mga baryasyon o wikain. Natipon sa saliksik na ito ang mahahalagang impormasyon tungkol sa bawat wika gaya ng pangalan ng wika, mga baryasyon nitó, populasyon ng nagsasalita, saang mga lugar sinasalita, at ang mga voice sample ng bawat wika.

Nakapagpalimbag na rin ang KWF ng sampung libong (10,000) kopya ng Mapa ng mga Wika ng Filipinas at nakatakda itong ipamahagi sa iba't ibang ahensiya at tanggapan ng gobyerno, at mga paaralan sa buong Filipinas para sa mas malawakang pagpapabatid sa lahat ng Filipino ng taglay na yaman ng ating bansa—ang mga pamánang wika.




Pinatutunayan ng Survey sa Filipino na isinagawa ng KWF noong 2014 na ang Filipino ay gámit bílang lingua franca sa lahat ng dako ng Filipinas katulad ng ipinapakita sa dilaw na mapa.

# MGA WIKA NG FILIPINAS

Abéllen
Agtâ Dumágat Casigúran
Agtâ Dumágat Umíray
Agutaynín
Aklánon
Alangán Mangyán
Álta
Álta Kabulowán
Árta
Ási
Atta
Áyta Ambalá
Áyta Kadí
Áyta Mag-ántsi
Áyta Magbukón
Áyta Mag-indí
Bahása Sug
Balangáw
Bángon Mangyán
Bíkol
Binaták
Binúkid
Bláan
Bolináw
Bugkalút
Búhid Mangyán
Butuánon
Chabacáno
Filipíno
Finállig
Finontók
Gádang
Gâ-dang
Gubatnón Mangyán
Hamtikánon
Hanunoó Mangyán
Higaónon
Hiligaynón
Ibalóy
Ibanág
Ifugáw
Î-guwák
Ilokáno
Inabaknón
Inagtâ Irayá
Inagtâ Irigá
Inagtâ Isaróg
Inatá
Inéte
Iní
Iránun
Irayá Mangyán
Irungdúngan
Isináy
Isnĕ́g
Itáwit
Itnĕ́g
Ivatán
Jáma Mapún
Kabaliánon
Kagayánën
Kalagán
Kalamyánën
Kalangúya
Kaluyánon
Kamayó
Kankanáëy
Kapampángan
Karáw
Karolános
Kasiguránin
Kinalíngga
Kinaráy-a
Kláta
Kolibúgan
Kuyunón
Magindanáwon
Malawég
Malaynón
Mamanwá
Mandayá
Manidé
Mansáka
Manóbo Agúsan
Manóbo Arománën
Manóbo Áta
Manóbo Dibabawón
Manóbo Dulángan
Manóbo Ilyánen
Manóbo Kalamansíg
Manóbo Kinamigín
Manóbo Matigsálug
Manóbo Saranggáni
Manóbo Tigwahánon
Masbaténygo
Mënuvú Úbo
Mëranáw
Minagahát
Minenuvú
Molbóg
Onhán
Paláw-an
Pangasinán
Pánnon
Paránan
Porohánon
Ratagnón Mangyán
Rinkonáda
Sáma
Sambál
Sángirë
Sebwáno
Sinadánga
Sinubánën
Surigawnón
Tadyawan Mangyán
Tagabáwa
Tagabulós
Tagakawló
Tagálog
Tagbanwá
Tawbuwíd Mangyán
Tëduráy
Ténap
Tíbolí
Tinalaandíg
Umayamnón
Waráy
Yákan
Yógad








# SEMINAR SA KORESPONDENSIYA OPISYAL

Matagumpay na idinaos ang Seminar sa Korespondensiya Opisyal (SKO) sa 51 institusyon na kinabibilangan ng 12 lokal na yunit ng pamahalaan, 25 ahensiya ng pamahalaan, apat na pamantasan, siyam na pampublikong paaralan, at isang pribadong paaralan.

Umabot sa 3,322 na mga guro, dalubguro, at kawani ng pamahalaan ang nabigyan ng libreng pagsasanay na naglalayong mapahusay at mapataas ang antas ng paggamit ng Filipino sa komunikasyon, transaksiyon, at korespondensiya sa lahat ng kagawaran, kawanihan, opisina, ahensiya, at instrumentalidad ng pamahalaan na siyang tuwirang layon ng Kautusang Tagapagpaganap Blg. 335.

Ang SKO naglalaman ng dalawang modyul— ang una ay hinggil sa Ortograpiyang Pambansa hábang ang ikalawa ay ukol sa mga prinsipyo at kahingian sa paghahahnda ng korespondensiya opisyal.

Inaasahang higit pang aarangkada sa 2016 ang Pagsasanay sa Korespondensiya Opisyal ng KWF sa ipinalabas na Patalastas ng Tanggapan ng Tagapangulo ng Komisyon sa Lalong Mataas na Edukasyon o CHED, Memorandum Sirkular Blg. 2016-62 mula sa Kagawaran ng Interyor at Pamahalaang Lokal o DILG, Patalastas Blg. 7, s. 2016 mula sa Komisyon sa Serbisyo Sibil o CSC, at Memorandum Pangkagawaran Blg. 9, s. 2016/ Patalastas Blg. 180, s. 2016 mula sa Kagawaran ng Edukasyon.

# SURVEY SA PROGRAMA NG FILIPINO SA ANTAS TERSIYARYA

Isinagawa ang survey sa kabuuang bílang na 144 mga kolehiyo at unibersidad, 89 na publiko at 55 na pribado. Gayundin, 92 ang mula sa Luzon, 33 ang mula sa Visayas, at 19 naman mula sa Mindanao. Mula rito, ang tumugon lamang ay ang sumusunod:

| Publiko | Pribado | Kabuuan |
|---|---|---|
| 44 | 29 | 73 kolehiyo at unibersidad |
| **Luzon** | **Visayas** | **Mindanao** |
| 48 | 14 | 11 |

Ano ang kasalukuyang patakarang pangwika ng inyong kolehiyo /unibersidad?

| NANGUNGUNANG LIMANG (5) SAGOT | BILANG NG SUMAGOT |
|---|---|
| 1. Paggamit ng wikang Filipino sa mga asignaturang Filipino lámang; sa mga kurso sa BS/BSE/BA Filipino, MA Filipino, MAEd Filipino; o sa lahat ng mga gawain, proyekto (gaya ng tesis at disertasyon) ng mga nagpapakadalubhasa sa Filipino at regular na mag-aaral (na kumukuha ng General Courses) na násа ilalim ng Kagawaran ng Filipino o alinsunod sa patakaran ng CHED. | 34 |
| 2. Patakarang bilingguwal o magkahiwalay na paggamit ng Ingles at Filipino sa mga tiyak na asignatura. | 23 |
| 3. Paggamit ng Ingles bílang wikang panturo (hindi binanggit kung bukod sa asignaturang Filipino). | 8 |
| 4. Paggamit ng Filipino tuwing Buwan ng Wika. | 5 |
| 5. Wala siláng patakarang pangwikang pinaiiral. | 5 |

Ginagamit ba ang wikang Filipino sa mga publikasyon, papel, artikulo, libro at ibá pang lathalain ng inyong kolehiyo at unibersidad? Kung hindi, bakit?

| Oo | Hindi | Hindi sumagot ng Oo o Hindi |
|---|---|---|
| 65 | 6 | 2 |

May mga pananaliksik ba sa Filipino/gamit ang wikang Filipino sa inyong kolehiyo/unibersidad? Kung wala, may pagkakataon pang magamit ang wikang Filipino sa mga pananaliksik at publikasyon ng inyong kolehiyo/unibersidad?

| Oo | Hindi | Hindi sumagot ng Oo o Hindi |
|---|---|---|
| 65 | 9 | 2 |

May opsiyon ba ang mga estudyante sa inyong kolehiyo/unibersidad na sumulat ng kanilang tesis/disertasyon gamit ang wikang Filipino? Kung wala, bakit?

| Oo | Hindi | Hindi sumagot ng Oo o Hindi |
|---|---|---|
| 38 | 31 | 4 |

## PROGRAMA PARA SA WIKANG FILIPINO

May programa ba para sa wikang Filipino ang inyong Kolehiyo/Unibersidad? Kung mayroon, mangyaring pakilahad/pakilakip ang kurikulum o programang sinusunod.

| Oo | Hindi | Hindi sumagot ng Oo o Hindi |
|---|---|---|
| 55 | 18 | 0 |

Sa kabuuan:

(1) Konsistent sa lahat ng aytem sa sarbey, ang programa sa wikang Filipino ng mga kolehiyo/unibersidad ay limitado lámang sa mga asignatura/kurso sa Filipino.

(2) Kung hindi man limitado sa mga asignatura/kurso sa Filipino ay sa pagdiriwang ng Buwan ng Wikang Pambansa na nagaganap lámang tuwing Agosto.

(3) Mayroon mang mga programa subalit hindi sapat, kakaunti, iilan, at pilî lámang.

(4) Mayroong mga kolehiyo/unibersidad na kailangan pa ng matinding panghihikayat na magkaroon ng mga programa para sa wikang Filipino, lalo na bílang mga akademikong institusyong nararapat siláng maging katuwang o kabahagi sa pagtataguyod ng wikang Filipino.

# PAGSASALIN

| Uri | Bilang |
|---|---|
| Bílang ng ahensiyang nagpasalin | 50 |
| Bílang ng indibidwal na nagpasalin | 34 |
| Mga isinalin: | |
| Batas | 4 |
| Diploma | 27 |
| Brosyur | 16 |
| Artikulo | 18 |



Produkto ng isa sa mga matagumpay na pakikipagtulungan sa ibang ahensiya ng pamahalaan ang proyektong pagbuo ng *Patnubay sa Weder Forkasting*. Katuwang ang Philippine Atmospheric Geophysical and Astronomical Services Administration (PAGASA), kinalap ang mga terminong pangweder sa Filipino at ibang mga wika sa Filipinas. Layunin ng proyektong ito na maipaliwanag ang mga terminong pangweder sa wikang nauunawaan at alam ng mga Filipino.

# PUBLIKASYON

| Uri | Bilang |
|---|---|
| Salin ng klasikong akda | 6 |
| Akdang historiko | 2 |
| Akdang rehiyonal | 3 |
| Muling-limbag | 5 |
| Saliksik | 2 |
| Programang palitang Salin | 1 |
| Kabuuan | 19 |

## Aklat ng Bayan 2015






*Ang Kuwintas at Iba pang mga Kuwento*
ni Guy de Maupassant
salin ni Allan Derain




*Gitanjali*
ni Rabindranath Tagore
salin ni Virgilio S. Almario




*Niyebe ng Kilimanjaro*
ni Ernest Hemingway
salin ni Alvin Ursua




*Ang Metamorposis*
ni Franz Kafka
salin ni Joselito delos Reyes




*Sa Praga: Mga Piling Tula*
ni Jaroslav Seifert
inedit nina Roberto Anonuevo
at Giancarlo Lauro Abrahan V




*Pitong Kuwento*
ni Anton Chekhov
salin ni Fidel Rillo




*Rosas para kay Emily at Iba Pang mga Kuwento*
ni William Faulkner
salin ni John Enrico C. Torralba




*Pitong Gulod pa ang Layo*
ni NVM Gonzalez
salin ni Edgardo Maranan

*Ang Rebolusyong Filipino*
ni Apolinario Mabini
salin ni Michael Coroza

*Sawikaan: Isang Dekada ng Pagpili ng Salita ng Taon*
ni Eilene Antoinette Narvaez

*Atlas ng mga Bansa sa Mundo*
inedit ni Grace Bengco

*Isang Sariling Wikang Pambansa*
inedit ni Kriscell Largo Labor




*An Satuyang Kakanon sa Aroaldaw*
inedit ni Kristian Cordero




*Naku, ang Maynila!*
ni Julian Cruz Balmaseda




*Bayung Sunis*
ni Zoilo Hilario
inedit ni Lucena Samson




*Pagdakep sa Ilahas*
inedit ni John Iremil Teo-
doro




*Introduksiyon sa Pagsasalin*
inedit ni Virgilio S. Almario




*Ang Republika ni Mabini*
Salin ni Virgilio S. Almario




*Hiyas ng Tulang Tagalog*
inedit ni Virgilio S. Almario

## PAGLULUNSAD NG BAYUNG SUNIS NI DON ZOILO HILARIO

Ipinagdiwang ng Komisyon sa Wikang Filipino (KWF), sa pangunguna ng Kalupunan ng mga Komisyoner, at Angeles University Foundation (AUF) ang paglulunsad ng *Bayung Sunis* ni Zoilo J. Hilario noong 27 Hunyo 2015 sa Cecilia's Auditorium, Angeles University Foundation.

Inanyayahan din sa paglulusad ang mga kamag-anak ni Zoilo Hilario. Tampok sa *Bayung Sunis* (Bagong Tinig sa wikang Filipino) ang angking husay ni Don Zoilo Hilario sa pagsulat ng mga tula sa wikang Kapampangan.







# TREYNING AT EDUKASYON

| Uri | Bilang |
|---|---|
| Uswag: Dangal ng Filipino | 11 |
| Seminar sa Korespondensiya Opisyal | 51 |
| Workshop (Magkuwento tayo!, Sertipikong Programa sa Pagsasalin) | 2 |
| Kumperensiya sa Wika at Panitikang Panrehiyon | 1 |
| Konsultasyon (Konsultasyon sa Ortograpiyang ilokano., Pambansang Oryentasyon sa Panitikan, Forum sa Antas Tersiyarya, Dap-ayan sa Gramatikang Filipino) | 9 |
| Seminar (Ambagan 2015, UMPIL Congress) | 2 |
| Pambansang Kongreso sa Pagpaplanong Wika | 1 |
| Kapihang Wika | 10 |
| **Kabuuan** | **87** |

## Uswag: Dangal ng Filipino 2015



Abril
La Trinidad
Benguet
Abril
Bulacan State
University
Hulyo
at Setyembre
Malvar
Batangas
Setyembre
Lungsod Lucena
Quezon
Hunyo
La Consolacion
College
Marso
Lungsod
Cotabato
Hunyo
Bukidnon State
University
Disyembre
Caraga State
University
Agosto
Islang Samal
Davao
del Norte
Oktubre
Lungsod Iligan
Lanao del
Norte

# TIMPALAK AT GAWAD

| Uri | Bilang |
|---|---|
| Gawad Julian Cruz Balmaseda | 1 |
| Talaang Ginto: Makata ng Taon | 3 |
| Gawad Dangal ni Balagtas | 1 |
| Gawad KWF sa Sanaysay | 3 |
| Ulirang Guro sa Filipino | 15 |
| Gawad Dangal ng Filipino | 2 |
| Kampeon ng Wika | 5 |
| KWF Special Prize for Language Studies (National Book Awards) | 1 |

**NATIONAL BOOK AWARDS: KWF Special Prize**
(Language Studies Category)

Iginawad kina Dr. Michael M. Coroza at Dr. Galileo S. Zafra ang KWF Special Prize (Language Studies Category) sa National Book Awards 2015 para sa *Ambagan 2011* na inilathala ng University of the Philippines Press. Nagwagi rin sa nasabing gawad si G. Marne L. Kilates, konsultant sa midya ng KWF, at Prop. Joselito delos Reyes, tagasalin ng *Ang Metamorposis* ni Franz Kafka. Likha ni Molawin Abueva ang tropeo ng NBA 2015.

| | |
|---|---|
| Linguistic Atlas | Mga Salitang Pangkapayapaan |
| Mga Batayang Konsepto ng mga Wika ng Filipinas | Dokumentasyon ng mga Wika at Kulturang Negrito |
| Atlas Filipinas | Survey sa Programa ng Filipino sa Antas Tersiyarya |






## DOKUMENTASYON NG MGA WIKA AT KULTURANG NEGRITO

Naidokumento ng KWF ang wika at kultura ng tatlong katutubong pangkat ng mga Negrito—Atá sa Cadiz, Negros Occidental, Áyta Magbukón sa Abucay, Bataan, at Árta sa Nagtipunan, Quirino, ngayong taong 2015, para sa Pagdodokumento ng Wika at Kultura ng mga Negrito.

Napili ang unang tatlong pangkat ng mga Negrito batay sa kalagayan nitong nanganganib nang mawala. Sa pamamagitan ng pakikipamuhay, pakikipanayam, at pag-oobserba, nalaman ang mga iniisip, paniniwala at pananaw ng bawat pangkat;

naobserbahan din ang araw-araw na pagkilos, takbo o daloy ng buhay, at sosyal na inter-aksiyon, at higit sa lahat, sinikap na malaman ang kasalukuyang kalagayan o estado ng wika at kultura ng tatlong katutubong pangkat.

Unang nagsagawa ng field research kaugnay ng naturang proyekto noong Hulyo 2015 sa Manara, isang Sitio sa Brgy. Celestino Villacin, Cadiz, Negros Occidental para sa pangkat ng mga katutubong Atá. Sumunod dito ang pagdodokumento sa pangkat ng mga katutubong Áyta Magbukón sa Bangkal, Abucay, Bataan noong Oktubre 2015. At ang huling pangkat na naidokumento ay ang mga katutubong Árta sa Nagtipunan, Quirino noong Nobyembre 2015.





## MGA SALITANG PANGKAPAYAPAAN

Naging pangunahing saliksik ng tanggapan ang pagpapatuloy ng pagkalap at pagsaliksik ng mga salitâng kaugnay ng kapayapaan sa mga wika sa Filipinas. Layunin nitóng makapaglathala ng awtorisadong sanggunian ng mayamang bokabularyo tungkol sa "kapayapaan" at kaugnay na tradisyon at pagpapahalaga ng komunidad.

Ang binuong panimulang listahan ng mga salitang pangkapayapaan ay resulta ng palihang isinagawa sa Wika ng Kapayapaan: Pambansang Summit at Palihan noong Pebrero 2014.

# Gawaing Administratibo

## Oryentasyon sa Quality Management System

Alinsunod sa kahingian ng pambansang pamahalaan na mapahusay ang serbisyong ibinibigay sa mga kasangkot (stakeholders), idinaos noong Abril 2015 sa Bulwagang Romualdez ang Oryentasyon sa ISO 9001: 2008 o Quality Management System sa pangunguna ni Bb. Avemar Tan-Pineda ng Development Academy of the Philippines (DAP).






## Seminar sa Gender Audit

Matagumpay na idinaos ng KWF ang taunan nitong pangkalahatang seminar hinggil sa kasarian at kaunlaran (*gender and development*) katuwang ang Pambansang Komisyon para sa Kababaihan. Nagsagawa ng serye ng seminar-palihan hinggil sa gender audit ang pamunuan, mga punò ng sangay, at mga kawani ng KWF sa Shercon Resort and Ecology Park noong Mayo 2015. Sa pamamagitan nitó, inaasahang epektibong maisagawa ng KWF ang gender mainstreaming sa mga programa at proyekto nitó.

## KWF Medyo Matagalang Plano Ebalwasyon at Pagpaplano

Bílang paghahanda sa susunod na apat na taon ng ahensiya, isinagawa ng Kalupunan ng mga Komisyoner, mga puno ng sangay, at mga puno ng yunit ang KWF Medyo Matagalang Plano Ebalwasyon at Pagpaplano sa Sulo Riviera Hotel, Lungsod Quezon noong 1–2 Disyembre 2015.

Sinuri ng pangkat ang naging kalakasan at kahinaan ng implementasyon ng kasalukuyang medyo matagalang plano at nagmungkahi ng mga kailangang isaalang-alang para sa medyo matagalang plano ng 2017–2020.

# Paggugol ng Badyet




| Paggugol ayon sa Major Final Output (MFO) | |
|---|---|
| **Aytem** | **Nagugol** |
| MFO 1<br>Policy Advisory Services on the Filipino Language | PHP16.6M |
| MFO 2<br>Promotion of Philippine Languages | PHP18.1M |
| General Administrative Support Service (GASS) | PHP12.2 M |
| **Kabuuan** | **PHP46.9M** |

# Mga Kapasiyahan ng Kalupunan

| | |
|---|---|
| 15-01 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pambansang Seminar na "Ang Filipino bilang Disiplina" ng Kagawaran ng Filipino, Ateneo de Manila University |
| 15-02 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa "Buwan ng Panitikang Filipino 2015" |
| 15-03 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan hinggil sa "Mga Alituntunin sa Paraan ng Pagpupulong ng Komisyon sa Wikang Filipino" |
| 15-04 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan hinggil sa "Patnubay ng Komisyon sa Wikang Filipino sa Pakikipag-ugnayan sa mga Ahensiya ng Pamahalaan at/o Pribadong Organisasyon at Indibidwal" |
| 15-05 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan hinggil sa "Manwal sa Sentro ng Wika at Kultura" |
| 15-06 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa "Pagtuturo ng Filipino bilang Pangalawang Wika (L2): Retooling ng mga Guro sa Batayang Edukasyon" |
| 15-07 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa "Pagdodokumento ng Kultura at Estado ng Kababaihang Agta/Negrito" |
| 15-08 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Mungkahing Paggamit ng "Filipino" sa halip na "Pilipino" para Tumukoy sa Tao at Kultura ng Filipinas |

| | |
|---|---|
| 15-09 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Mungkahing Susog sa Republic Act 8491 ng 1998 o "An Act Prescribing the Code of the National Flag, Anthem, Motto, Coat-of-Arms and Other Heraldic Items and Devices of the Philippines" |
| 15-10 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Gender Responsive na mga Programang Pangwika ng KWF |
| 15-11 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Paggugol ng PHP3M na Pondo Mula sa NCCA para sa Proyektong "Uswag: Dangal ng Filipino 2015" ng KWF |
| 15-12 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Opisyal na Lakad ng Tagapangulo sa Gaganaping Frankfurt International Book Fair |
| 15-13 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Opisyal na Ortograpiya ng mga Wikang Karaw, Kankanaey, Ibaloy, at Kalanguya |
| 15-14 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pagdiriwang ng Ika-25 Anibersaryo ng KWF |
| 15-15 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pagdiriwang ng Buwan ng Wika 2016 |
| 15-16 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Aklatang Balmaseda |
| 15-17 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pagbabayad sa mga Gastusin sa Seminar na "Wika ng Seguridad ng Kaligiran" |

| | |
|---|---|
| 15-18 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pagbabayad sa mga Gastusin sa Araw ni Balagtas 2015 |
| 15-19 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa mga Disenyo ng KWF Merchandise |
| 15-20 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Akreditasyon ng KWF sa mga Tagasalin na Dumaan sa Pambansang Pagsasanay sa Pagsasalin (Batayang Antas at Intermedya) |
| 15-21 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Alituntunin ng Lupon sa Ribyu, Monitoring, at Ebalwasyon ng mga Proyekto |
| 15-22 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Rebisyon ng Ortograpiyang Pangasinan batay sa Ortograpiyang Pambansa |
| 15-23 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Paglilimbag ng Atlas ng mga Wika ng Filipinas |
| 15-24 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan sa Pasasalamat sa Pamahalaang Panlalawigan ng Pangasinan Kaugnay ng Pagdiriwang ng Kongreso sa Pagpaplanong Wika ng KWF |
| 15-25 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pasasalamat sa Angeles University Foundation (AUF) sa Pagpapaunlak ng Pulong ng Kalupunan ng KWF |
| 15-26 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pagbati sa Matagumpay na Operasyon ni Komisyoner Abdon Balde Jr. |

| | |
|---|---|
| 15-27 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Programang Pangwika sa Telebisyon na #WikaNga! Katuwang ang Eagle Broadcasting Corporation (EBC) at Net25 |
| 15-28 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pambansang Programa sa Intelektuwalisasyon ng Filipino (PPIF) |
| 15-29 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Paghirang sa Serbisyo ng mga Bagong Kawani |
| 15-30 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pintakasi nin Tataramon asin Kultura 2015 ng Ateneo de Naga University |
| 15-31 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Proyektong 25 Salitang Orig Pinoy (SOP) |
| 15-32 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Proyektong 25 Huwarang Teksto sa Filipino |
| 15-33 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa mga Tampok na Proyekto sa Pagdiriwang ng Ika-25 Taong Anibersaryo ng KWF |
| 15-34 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Patakarang Pangwika ng KWF |
| 15-35 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Filipino bilang Wikang Opisyal |
| 15-36 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Filipino bilang Wika sa Batayang Antas ng Edukasyon |

| | |
|---|---|
| 15-37 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Filipino bilang Wika sa Lalong Mataas na Edukasyon |
| 15-38 | Nagbibigay ng Kapangyarihan at Awtoridad sa Tagapangulong Virgilio S. Almario na Pangasiwaan ang Pagbili ng Bagong Sasakyan ng KWF |
| 15-39 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan na ang "Sawikaan: Pambansang Kumperensiya sa Pagpili ng Salita ng Taon" ng Filipinas Institute of Translation (FIT) ay Maging Opisyal at Patuluyang Proyekto ng KWF |
| 15-40 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Pagpapatupad ng Proyektong "Uswag: Dangal ng Filipino 2016" ng KWF |
| 15-41 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa KWF 25th Logo |
| 15-42 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Kahilingang Mapabilang ang KWF at Iba Pang Ahensiyang Pangkultura sa Benepisyong Pangkalusugan ng NCCA |
| 15-43 | Pinagtitibay ang Kapasiyahan para sa Paghirang sa Serbisyo ng mga Bagong Kawani |




Sumisimbolo sa tatlong diwa na dulot ng isang wikang pambansa—**kaisahan**, **kaunlaran**, at **karunungan**—at sumisimbolo din sa pagpupunyaging isinasagawa ng KWF bílang natatanging ahensiyang pangwika sa bansa.

Pinagtibay ng Kalupunan ng mga Komisyoner ang anibersaryong logo sa pamamagitan ng Kapasiyahan blg. 15-41 noong 21 Disyembre 2015.

# Ang KWF sa 2016

## Huwarang Teksto sa Filipino

Eksibit ng 25 makabuluhang teksto na maaaring ituring ikon, kayang kumatawan sa isang larang na nagpamalas ng pinakamataas na antas ng paggamit ng wikang Filipino o mga wika sa Filipinas, at may mahalagang ambag sa intelektuwalisasyon ng wikang Filipino at mga wika sa Filipinas.

## Simposyum sa Diksiyonaryo

Tatlong araw na simposyum sa diksiyonaryo na pagtitipon ng 200 leksikograpo ng mga wika ng Filipinas, mga mananaliksik, lingguwista, at iba pang imbitadong panauhin.

## Sertipikong Programa sa Pagsasalin

Pambansang pagsasanay hinggil sa pagsasalin para sa mga Filipinong nais magkaroon ng kapasidad na magsalin sa Filipino at sa ibang mga wika sa Filipinas. Mahalagang hakbang ang pagsasanay na ito para sa propesyonalisasyon ng pagsasalin sa Filipinas.

## Pagtuturo ng Filipino bílang Pangalawang Wika

Reoryentasyon hinggil sa pagtuturo at pagturing sa wikang Filipino bilang pangalawang wika. Isinasaalang-alang sa pamamagitan ng programang ito ang katangiang multilingguwal ng mga Filipino.

## Aklatang Balmaseda

Nakatuon ang proyektong ito sa pagpapaunlad ng serbisyo at koleksiyon ng aklatan ng KWF mula sa dihitalisasyon ng mga lumang publikasyon, pagbuo ng online catalogue, at reproduksiyon ng Koleksiyong Balmaseda mula sa Pambansang Aklatan ng Filipinas.

## Ortograpiya ng mga Wika ng Filipinas

Reoryentasyon at pagbuo ng ortograpiya ng mga wika sa Filipinas alinsunod sa Ortograpiyang Pambansa ng KWF. Makatutulong ang armonisasyong ito sa pagtulay mula sa katutubong wika tungo sa wikang Filipino bilang midyum ng pagtuturo.

# KWF Sangay

## Sangay ng Edukasyon at Networking (SEN)

Kabílang, ngunit hindi limitado, sa sangay na ito ang pagpapabatid sa madla ng mga kalakaran, patakaran, at programang pangwika upang mapahusay ang paraan ng pagtuturo ng mga guro sa isang panig at maunawaan ng mga estudyante o pangkalahatang publiko sa kabílang panig. Tungkulin din ng SEN na subaybayan ang mga usaping pangwika at sagutin kung kinakailangang sagutin. Inaasahang bubuo ito ng database ng network ng mga institusyon at alagad ng wika tungo sa mithing mapalaganap ang impormasyon ukol sa Filipino at mga wikang mula sa rehiyon. Mangangasiwa rin ang SEN sa mga seminar, kumperensiya, at fora hinggil sa wika, sa mahigpit na pakikipagtulungan sa iba pang sangay ng mga pribado at pampublikong institusyon at mga organisasyong pangwika.

### Sangay ng Salita at Gramatika (SSG)

Kabílang, ngunit hindi limitado, sa sangay na ito ang pangkalahatan at espesyalisadong pag-aaral ng salita mula sa Filipino at mga katutubong wika at pawang may kaugnayan sa lingguwistika, aplikadong lingguwistika, at sosyo-lingguwistika. Nakatuon din ito sa paglinang at patuluyang pag-aaral ng gramatika sa Filipino at kaugnay nitóng mga wika. Inaasahang gagampanan ng SSG ang pagbubuo ng diksiyonaryo, tesawro, tumbasan, ortograpiya, antolohiya, ensiklopidya at iba pang kaugnay na bagay sa palimbag at elektronikong paraan, nang makaagapay sa hinihingi ng panahon

## Sangay ng mga Literatura at Araling Kultural (SLAK)

Kabilang, ngunit hindi limitado, sa sangay na ito ang pangangalap, pagrerepaso, at pag-aaral sa mga literatura at kulturang nasusulat sa Filipino at iba pang wika sa rehiyon, bukod sa mga nasusulat sa Ingles at iba pang internasyonal na wika. Sisikapin din nitóng makabuo ng aklat, tsapbuk, teksbuk, at antolohiya ukol sa mga araling pangkultura kada taon, lalo't ang mga komisyoner ay kumakatawan sa kani-kaniyang wikang maituturing na katutubo. Sa pamamagitan ng SLAK, inaasahang mahahatak ang mga Sentro ng Komisyon para mag-ambag sa layuning ito. Kasáma ang SPP, mangunguna ang SLAK sa pagtatayo ng "Aklatang Filipino"—ang koleksiyon ng lahat ng publikasyong nakasulat sa Filipino at ibang wika ng Filipinas o hinggil sa kasaysayan at kultura ng bansa.

## Sangay ng Salin (SS)

Kabílang, ngunit hindi limitado, sa sangay na ito ang pag-aaral ng mga teorya at praktika tungo sa pagsasalin sa Filipino at mga wika ng Filipinas, na inaasahang ultimong bunga ay makabuo ng mahuhusay na salin sa Filipino at ibang katutubong wika. Tungkulin ng SS ang paglalathala ng mga akdang salin, bukod sa paglilimbag ng mga babasahing nagmula sa iba pang kabalikat na sangay. Daraan sa SS ang lahat ng manuskritong nakatakdang ipalimbag, at susuriin nito ang mga akdang Filipino sa tulong ng Lupon ng mga Editor kung karapat-dapat mapabilang sa listahan ng ilalathalang akda ang isang manuskrito. Tutulong ang SS sa Kalupunan ng mga Komisyoner sa pagbuo ng mga patakaran sa pagsasalin at sa pagbuo ng isang "Kawanihan sa Pagsasalin." Kung ipahihintulot ng pondo, magsasagawa din ito ng kaukulang pagsasalin tungo sa mga banyagang wika at ng mga importanteng banyagang akda tungo sa wikang Filipino.

## Sangay ng Pangasiwaan at Pananalapi (SPP)

Kabilang, ngunit hindi limitado, sa sangay na ito ang pagbibigay ng suporta sa mga mithiin at proyekto ng Komisyon upang maisakatuparan nitó ang mandato ng mga umiiral na batas pangwika at serbisyo sibil sa Filipinas. Tungkulin ng sangay na ito ang pagtitiyak ng pinakaepisyenteng pagkilos ng Komisyon, pagpapanatili ng pinakamainam na kondisyong materyal at hindi materyal ng mga empleado, pagtugon sa mga alalahanin ng mga tauhan na kaugnay ng trabaho, paghahanda ng badyet, pangangalaga at pagsisigurong maayos na nagagastos ang salapi, at pagsisinop ng mga rekord, at iba pang gawaing may kinalaman sa pangangasiwa at pananalapi tungo sa isang pinakaproduktibong sistema at makatarungang pamamalakad sa Komisyon.

